

# عقيدتي



## ANG AKING PANINIWALA



# AQĪDATI

**Ang Paniniwalang Islam para sa mga Baguhan**



Mashhoor Muhammad AlSuhaibi

# عقيدتي

# ANG AKING PANINIWALA

## Ang Paniniwalang Islamiko para sa mga Baguhan

Ni

Mashhoor Muhammad AlSuhaibi

Isinalin ni

Muhammad Rodriguez

فلبيني

Mga Nilalaman

| Mga Sagisag | **Kahulugan-Transliterasyon(Salin-Titik)** |
|---|---|
| **(AJ)** | Nagmamay-ari ng Lakas at Karangalan/ Kamaharlikaan<br>*(Azza wa Jal)* |
| **(SAW)** | Sumakanya ang pagpapala at kapayapaan<br>*Salal-lāhu alihi wa sal-lam* |
| **(AS)** | Sumakanya ang kapayapaan<br>*Alaihis-Salām(AS)* |
| **(RAA)** | Kaluguran nawa sila ng Allāh<br>*Radiyal-lāhu Anhum(RAA)* |

# Pambungad

Ang lahat ng papuri ay ukol sa Allāh, pinupuri natin Siya,hinihingi ang Kanyang tulong at patawad, at ang kapayapaan at pagpapalanawa ng Allāh ay mapasa-Propeta Muhammad.

Ang tao ay nilikha sa buhay na ito para sa isang layunin; at malinaw na ginabayan siya ng Allāh (SWT) sa layuning iyan. Iyan ang dahilan kung bakit ipinadala ang mga sugo sa panahong nagdaan upang ihatid ang Kanyang marangal na mensahe sa sangkatauhan.

**Sinabi ng Allāh, ang maluwalhati:** (At hindi Ako (Allāh) nilikha ang jinn at sangkatauhan maliban sa sambahin nila ako (lamang)) (Ang marangal na Qur'ān 51:56)

Iniatas sa bawat tao ang pagsunod sa huling pahayag ng Allāh (SWT) at kamtin at pairalin ang mga turong ipinangaral ng huling tatak (selyo) ng lahat ng mga Propeta,si Muhammad(SWT). Ang paraan upang mapagtagumpayan ang lahat ng iyan ay ang kaalaman. Iyan ang dahilan kaya pinuring malabis ng Allāh (SWT) yaong mga tumatahak sa landas na ito at ginugugol ang kanilang sa paghahanap nito.

**Sinabi ng Allāh, ang maluwalhati**: (Itataas ng Allāh ang mga antas ng sinuman sa inyo na naniniwala, at yaong mga na pagkalooban ng kaalaman. At ang Allāh ay lubos na nakakaalam sa inyong mga ginagawa.) (Ang marangal na Qur'ān 58:11)

Isinalaysay ni Abu Hurairah (RAA) na sinabi ng Propoeta (SAW): **" Sinuman ang tumatahak sa isang landas na naghahanap ng kaalaman, pagaanin ng Allāh (SWT), para sa kanya, sa pamamagitan niyon ang isang landas tungo sa paraiso.** (Muslim)

Isinalaysay ni Mua'wiah ibn Abi Sufyan (RAA) na sinabi ng Propeta: **" Sinuman ang hangarin ng Allāh (SWT) ng kabutihan, pagkakalooban niya siya ng pang-unawa sa *deen* (relehiyon)."** (Al-Bukhārī and Muslim)

Ang pinakamarangal sa lahat ng kaalaman ay ang Qur'ān; pagsunod sa patnubay nito; pagtalima sa mga turo nito; mapagbuti ang pagbasa nito; at pagninilay sa maningnig at malalim na pananalita at kahulugan nito.

**Sinabi ng Allāh, ang kataas-taasan:** " Isang Aklat (ito) (ang Qur'ān) na aming ibinaba sa inyo, tigib ng mga pagpapala upang pagnilayan nila ang mga talata nito, at upang maalala ng mga taong nakakaunawa." (Ang marangal na Qur'ān 38:29)

Isinalaysay ni Othman ibn Affan (RAA) na sinabi ng Propeta (SAW): **"Ang pinakamabuti sa inyo ay yaong natutuhan ang Qur'ān at naituro ito."** (Al-Bukhārī)

Pagkatapos ng marangal na Qur'ān ay sumusunod ang kaalaman ng Sunnah ( Ang mga turo ni Propeta muhammhad (SAW); Pag-aaral ng Kanyang talambuhay at pagsunod sa Kanya sa paniniwala, mga ugali at asal.

**Sinabi ng Allāh, ang kataas-taasan:** "Katiyakang mayroon para sa inyo sa sugo ng Allāh at huling araw at (siyang) iaalala ang Allāh nang madalas." (Ang marangal na Qur'ān 33:21)



# Mga Haligi ng Īmān (Paniniwala)



## Ang mga Katibayan para sa Anim sa Haligi ng Īmān (Paniniwala):

### Mula sa Qur'ān



**Sinabi ng Allāh ang kataas-taasan:** "Naniniwala ang Propeta sa inihayag sa kanya at ang mga mananampalataya ay naniniwala; Ang lahat ay naniwala sa Allāh, sa kanyang mga anghel, sa kanyang mga aklat at mga sugo." (Ang marangal na Qur'ān 2:286)

**Sinabi ng Allāh, ang kataas-taasan:** "At sinuman ang di-naniniwala sa Allāh, sa kanyang mga Angel, sa kanyang mga Aklat, sa kanyang mga Sugo, at sa Huling araw, siya kung gayon ay tunay na naligaw nang malayo." (Ang marangal na Qur'ān 4:136)

Sinabi ng Allāh, ang kataas-taasan: "Nilikha naming lahat ng mga bagay na may Qadar (Makadiyos na mga Tadhana)." (Ang marangal na Qur'ān 54:49)

### Mula sa Sunnah

Sinabi ni Omar(RAA): "Habang nakaupo kami na kasama ng sugo ng Allāh (SAW) isang araw, isang lalaki ang dumating na ang damit ay puting-puti, ang buhok ay itim na itim, na ang mga palatandaan ng paglalakbay ay hindi makikita, at walang sinuman sa amin ang nakakikilala, hanggang sa siya ay maupo sa tabi ng Propeta (SAW), kung kaya't ipinatong niya ang mga tuhod niya sa kanya mga tuhod at inilagay ang mga kamay niya sa kanyang mga hita at sinabi, Oh Muhammad, ipaalam mo sa akin ang tungkol sa Islam.



Ang sugo ng Allāh (SAW) ay nagsabi:" Ang Islam ay ang iyong pagsaksi na walang diyos na marapat sa pagsamba maliban sa Allāh at si Muhammad ang Sugo ng Allāh, at itatag ang Pagdarasal , at ibigay mo ang *Zakāt*, at ipag-ayuno mo ang *Ramadān*, at isagawa mo ang Hajj kung magagawan mo ito ng paraan.

Sinabi niya:" Sinabi mo ang katotohanan at namangha kami sa kanya na magtanong sa kanya at (pagkatapos) ay magsabing sinabi niya ang katotohanan.

Sinabi niya:" Ipaalam mo sa akin ang tungkol sa Iman. Tumugon siya:" Naniniwala ka sa Allāh, sa makadiyos na kapasyahan (ang tadhana), mabuti man o masama mula rito. Sinabi niy:" Sinabi mo ang katotohanan."

Sinabi niya: Ipaalam mo sa akin ang tungkol sa Ihsan. Sinasabi niya: Na sambahin mo ang Allāh na waring siya ay nakikita mo, sapagkat kung hindi mo sya nakikita, katiyakan kung ganyon na nakikita ka niya.

Sinabi niya: Ipaalam mo sa akin ang tungkol sa Oras. Sinabi niya: Ang tinatanong tungkol doon ay hindi nakakaalam ng higit sa nagtatanung.

Sinabi niya: Kung gayon, sabihin mo sa akin ang tungkol sa palantandaan niyon. Sinabi niya: na ang aliping babae ay magsisislang sa kanyang panginoong babae at makikita mo ang nga maralita na hubad, nakayapak na mga pastol ng tupa at kambing na nagpapalipad habang gumawa ng mga matatayug na gusali.

Siya ay lumisan, at ako ay nanatili nang ilang sandali. Pagkaraan at tinanung niya, omar, alam mo ba kung sino ang nagtanung? Sinabi ko: Ang Allāh at ang kanyang Sugo ang nakakaalam ng higit sa lahat. Siya si Jibreel ( Gabriel ang anghel) na dumating upang ituro sa inyo ang inyong *Deen* (Relihiyon).") (Muslim)

# 1 • Paniniwala sa Allāh, ang Kataas-taasan



Ang paniniwala sa Allāh, ang kataas-taasan, ang unang mahalagang haligi ng paniniwala(Iman). Ang nalalabing mga haligi ng Iman ay nakasalalay sa paniniwala sa Allāh (SWT).

Walang maglalarawan sa Allāh nang higit kaysa kanyang sariling mga salita sa Kanyang Maluwalhating Qur'ān.

(Siya ang Allāh, na maliban sa kanya ay La illa Huwa ( walang may karapatang sambahin kundi Siya), ang maalam sa lahat ng di nakikita at ng nakikita. Siya ang Pinakamapagpala, ang Pinakamapagpatawad. (22). Siya ang Allāh na maliban sa Kanya ay La ilaha Huwa( walang may karapatang sambahin maliban sa Kanya) ang Hari, ang Banal, Siyang Malaya sa lahat ng mga kapintasan, ang nagbibigay ng katiwasayan, ang nagbabantay sa kanyang mga nilikha, ang makapangyarihan sa lahat, ang nag-udyok, ang Pinakamataas, Luwalhati sa Allāh!(Kay-Taas niya) sa lahat ng mga bagay na inihahalintulad bilang katambal sa kanya.(23) Siya ang Allāh, ang maylikha, ang Nag-imbento ng lahat ng bagay, ang Tagapagkaloob ng lahat ng mga anyo. Sa kanya nauukol (pagmamay-ari) ng mga Pinakamabubuting pangalan. Lahat ng nasa mga kalangitan at nasa kalupaan ay nagpapapuri sa kanya. At Siya ang Makapangyarihan sa lahat, ang Pinakamarunong sa Lahat (24)) (Ang marangal na Qur'ān 59:22-24)

Ang bawat nag-iisang atomo sa pagkalaki-laking sanlibutang ito ay sumusuko sa Kanya lamang. Walang makakatakas sa pagiging isang alipin ni Allāh (SWT).

**Sinabi ng Allāh, ang kataas-taasan:** "Samantalang sa Kanya ay sumuko ang lahat ng mga nilikha sa mga kalangitan at kalupaan, kusang- loob man o hindi, at sa kanya ay babalik silang lahat." (Ang marangal na Qur'ān 3:83).

Sinabi ng Allāh (SWT): "Ang pitong kalangitan at ang kalupaan at lahat ng doon ay nakapagitan,ay nagluluwalhati sa Kanya at walang isang bagay na di-nagluluwalhati sa Kanya ng Kapurihan. Subalit hindi ninyo nauunawaan ang kanilang pagpapapuri. Tunay, Siya ang laging nagpapaubaya,laging Nagpapatawad."
(Ang marangal na Qur'ān 17:44)



Siya ang Maylikha, ang Nagmamay-ari ng bawat bagay, ang Pinakamabuting Tagapagpamahagi ng mga kapakanan, ang Tagapanatili, ang Palaging Buhay, ang Maluwalhati na Siya nga. Sa kanya ang pagmamay-ari ng Maharlika sa Lahat, Pinakaganap sa Lahat at Pinakamagandang Pangalan at Katangian.

**Nilikha niya ang kanyang mga alipin upang siya lamang ang sambahin. Binalaan niya sila laban sa pagsuway sa Kanya at sa pag-agapay ng mga katambal sa Kanya wala siyang asawa o anak.**

### Allāh- Ang Nagkakaloob ng Lahat

- Ang balyenang bughaw ay may habang 30 metro at may timabang na 150 tonelada. Ito ay kumakain ng 4,000 kilo araw-araw. Sino ang nagkakaloob nito?
- Ang baka ay kumakain ng damo at nagbibigay ng gatas. Sinabi ng Allāh (SWT):" At tunay! Sa baka ay may isang aral para sa iyo. Binibigyan kayo ng inumin mula sa kanilang mga tiyan, sa pagitan ng mga inilalabas at dugo, dalisay na gatas, malinamnam para sa mga umiinom."(Ang marangal na Qur'ān 16:66)

**Ipinagpapasalamat ba natin ang pagkalinga sa atin ng Allāh (SWT) ?**

**Sinabi ng Allāh, ang kataas-taasan:** (Sabihin mo ( O Muhammad): Siya ang Allāh, ang Iisa.(1) (Ang Panginoong Sapat sa Sarili) (Samad), na Siyang kailangan ng lahat ng mga nilikha, (hindi Siya kumakain ni umiinom) (2) Hindi nag-kaanak, ni hindi siya isinilang; (3) at walang sa Kanya ay kapantay o maihahalintulad (4).) (Ang marangal na Qur'ān 112)

Siya ay malaya sa pagkakaroon ng isang katulad: (Wala Siyang katulad, at Siya ang nakakarinig sa lahat, ang nakakakkita sa lahat.) (Ang marangal na Qur'ān 42:11)

**Pagnilayan ang pinakamagandang pangalan at ganap na mga katangian ng Allāh (SWT). Damihan ang kanilang epekto sa iyong buhay at magpasalamat.**

## A. Ang Paniniwala sa Allāh, ang kataas-taasan, ay nangangahulugan ng paniniwala:

| | |
|---|---|
| 1 | • Sa Kanyang Pag-iral |
| 2 | • Sa Kanyang Rububiah, (Pagka-Diyos,alalong-bagay, na siya ang may likha, ang may-ari ng lahat ng bagay.) |
| 3 | • Sa Kanyang Ulohiah(Pagka-Diyos)(na siya ay dapat sambahin nang bukod-tangi nang walang pagtatambal.) |
| 4 | • Sa Kanyang Asma'wa sifat(pangalan at mga katangian) walang sinuman ang maihahambing sa Kanya ata wala Siyang katulad. |

**Allāh – Ang Manlilikha**



- Ang lamok ay may thermal infrared na nakatutulong sa kanya upang makita ang kanyang kahit sa kadiliman ng gabi.
- Meron itong pampamanhid upang matiyak ang pagsipsip ng dugo. Kaya hindi natin nararamdaman ang pagkagat hanggang ito ay makalipad paalis.
- Meron itong pamamaraan upang malaman niya kung anung uri ng dugo ang angkop sa kanyang panlasa.
- Meron din itong pamamaraan upang maging liquid ang dugo na kayang dumaloy sa kanyang panipsip.
- Ang pakpak nito ay pumapagaspas ng 300-600 kada segundo!!

Sinabi ng Allāh (SWT): (Tunay, ang Allāh ay di-nangingimi naibigay (ang isang halimbawa ang isang lamok o isang maliit pa kaysa rito.) (Qur'ān 2: 26)

## B. Paano natin malalaman na ang Allāh (SWT) ay umiiral?

### 1. Makatwirang Katibayan

THINK!

Sa pamamagitan ng pagtanaw sa nilikha ng Allāh (SWT), nakakakita tayo ng maraming palatandaaan na nagpapatunay ng kanyang pag-iral. Halimbawa, kapag naglakad ka sa isang desyerto at makakita ka sa isang dilaw at itim na tinatasang lapis na may isang pulang pambura magkakaskas- loob ba sa isang taong magsabing ang lapis na ito, sa loob ng panahon, daan-daan, libu-libo o kahit milyun-milyong taon nakaraan ay nabuong mag-isa?!



Watch Video

Ano ang pagkakataong mangyari iyan? Maaari ba itong nabuo ng pagkakataong di-sinassadya?!



Bweno, ano kaya't makakita tayo ng dose-dosenang lapis sa gitna kamukha,ano ang magiging pagkakataon ngaun?!
Ihambing ang nag-iisang maliit na lapis na ito sa mabibigkas na sanlibutan na taglay ang lahat ng masagana at samut-saring nilikha sa kabubuan nito. **Maari bang nabuo ito sa sarili nang mag-isa?**
**Sinabi ng Allāh:** (Sila ba ay nilikha nang wala? Or sila ba sarili nila ang mga manlilikha?) (Ang marangal na Qur'ān 52:35)

## 2. Mga Katibayang Batay sa Batas



Mga katibayan mula sa Qur'an at mapaniniwalang Sunnah(tradisyong ng Propeta)ang nagpapatotoo sa pag-iral ng Allāh: bilang karagdagan,ang Qur'an ay hitik sa makatwirang katibayan(batay sa lohika)na nagpapatotoo ng kanyang kaisahan. Hinihiling sa ating ng Allāh (SWT), na masdan at pagnilayan ang kanyang nilikha upang mapatnubayan tungo sa kanya.

**Sinabi ng Allāh, ang kataas-taasan:** (hindi ba nila nakikita nag kamelyo, kung paano sila nalikha?(17)at sa kalangitan paano ito maingay?(18) at ang kabundukan,kung paano silang pinag-ugat(at naitatag ng mahigpit?)(19)at ang daigdig kung  paano itong nakatatag?"(20))
(Ang marangal na Qur'ān 88: 17-20)



**Sinabi ng Allāh, ang kataas-taasan:** (Ipapakita naming sa kanila ang  aming mga tanda sa sanlibutan,at sa kanilang mga sarili, hanggang sa maging hayag sa kanila na (ang Qur'ān na) ito ang katotohanan.) (Ang marangal na Qur'ān  41: 53)

### Ang Allāh (SWT) –Ang nakakarinig sa Lahat

"O aking mga alipin, kung ang una sa inyo at ang huli sa inyo, at ang mga tao sa inyo at ang mga Jinn sa inyo, ay magsitayo nang sama-sama sa isang pook at hilingan ako at kung ako ay mag bibigay sa bawat isa ng kanyang kahilingan, magkagayon ay hindi makakabawas ang Aking tinataglay, maliban sa nababawas sa karagatan kapag ang isang karayon ay inilubog dito." (Muslim)

**Naririnig ng Allāh (SWT) nang sabay-sabay silang lahat sa kabila ng magkakaibang mga wika at tunog ng mga tinig. Mag ingat kayo na naririnig kayo ng Allāh sa lahat ng oras kung ano ang nasa inyong mga isip.Tunay na siya ang nakaririnig ng lahat.**

## 3. Fitrah – likas na kamalayan



Ang likas na kamalayan sa loob ng bawat tao ay nagsasabing ang Allāh(SWT) ay umiiral. Ang mga tao sa kalikasan ay nakararanas ng pangangailangan para sa isang naasa lahat ng dako(ang maylikha),lalo na kapag sila ay nasa isang kalagayang may panganib o ginigiyagis(hinaharap)ng mga kapahamakan o kalamidad.

Isinalaysay ni Abu Hurairah(RAA)na sinabi ng Propeta (SAW): (Bawat bata Ay isinisilang sa isang kalagayang likas(fitrah), pagkaraan ay ginagawa siyang isang Hudyo, Kristiyano o Zoroastro(sumasamba sa apoy)ng kanyang mga magulang.)
(Al-Bukhārī and Muslim)





Ang Allāh(SWT) ay nagbigay sa atin ng lahat ng mga tanda at Katibayan na naghahati sa atin sa kanya. Siya(SWT)ay nagpadala ng mga sugo buhat sa simula ng paglikha ng tao upang anyayahan ang sangkatauhan sa Kanya.

**Pagnilayan ang mga sumusunod na talata ng Qur'ān**

**Sinabi ng Allāh, ang kataas taasan:** (hindi ba't Siya ang lumikha ng mga kalangitan at ng kalupaan,at nagbaba sa inyo ng tubig(ulan)mula sa langit,na sa pamamagitan niyon ay sinasabi naming tumubo ang mga kahanga-hangang hardin na tigib ng kagandahan at kaluguran? Hindi inyo ang kakayahang sanhiin ang pagtubo nga kanilang mga puno, mayroon bang anumang *ilah (diyos)* na kaagapay ng Allāh? Wala, subalit sila ay isang bayang mag-aagapay ng kapantay (sa Kanya)! (60). Hindi ba't Siya Yaong gumawa sa kalupaan bilang isang palagiang tirahan, at naglagay ng mga ilog sa gitna nito, at naglagay ng mga kabundukang matatag doon, at naglagay ng isang hadlang sa pagitan ng dalawang dagat(ng tubig-alat at tabang). Mayroon bang ibang *ilah (diyos)* na kaagapay ng Allāh? Wala, subalit karamihan sa kanila ay hindi nakaaalam. (61) Hindi ba't Siya yaong tumutugon sa nabbagabag, kapag siya ay tumatawag sa Kanya, at Siya nag-aalis sa kasamaan, at ginagawa Kayong mga tagapagmana ng kalupaan, sa sunud-sunod na mga salinlahi (henerasyon)? Myroon bang ibang diyos na kaagapay ng Allāh? Kay liit ng inyong natatandaan (62) Hindi ba't Siya ang gumagabay sa inyo sa kadiliman ng lupa at ng dagat, at Siyang nagpapadala ng mga hangin bilang tagahatid ng mga mabubuting balita, na dumarating nang una sa Kanyang Awa (ulan)? Mayroon bang ibang ilah (diyos) na kaagapay ng Allāh? Maluwalhati sa Kataasan ang Allāh nang higit sa lahat ng iniaagapay nila (sa Kanya) bilang mga katambal! (63) Hindi ba't Siya yaong nagsisimula ng paglikha, at pagkaraan ay uulitin ito at Siyang nagkakaloob sa inyo mula sa kalangitan at kalupaan? Mayroon bang ibang ilah (diyos) inyong mga katibayan, kung kayo ay makatotohanan." (64)) (Ang marangal na Qur'ān 27:60-64)



# 2 • Paniniwala sa mga Anghel

- **Ang mga Anghel ay nilikha ng Allāh (SWT) mula sa liwanag. Sila ay lubhang dakila sa kanilang pagkakalikha at sila ay may mga pakpak.**

**Sinabi ng Allāh, ang Kataas-taasan:** "Ang lahat ng papuri at pasasalamat ay para sa Allāh, ang nagsisimula ng mga kalangitan at ay kalupaan, na Siyang gumawa sa mga Anghel bilang mga Sugo na may mga pakpak –dalawa o tatlo o apat. Pinararami Niya sa paglikha anumang Kanyang niloloob. Tunay, ang Allāh ay may kakayahang gawin ang lahat ng mga bagay." (Ang marangal na Qur'ān 35:1)

Isinalaysay ni Ibn Masood (RAA) na "nakita ng Propet (SAW) **si Jibreel (Gabriel) na may 600 pakpak."** (Al-Bukhari at Muslim) at isang salaysay "Bawat pakpak ay sumakop sa buong abot-tanaw (horizon)." (Ipinahayag bilang mapaniniwalaan)

- **Sila ay lubhang madami ang bilang**

Ang Al- Bayt Alma'moor ang katumbas ng Ka'bah sa ikapitong kalangitan; sinabi ng Propeta (SAW): "Araw-araw ay pinapasok ito ng 70 libong Anghel at kailanman ay hindi nila binabalikan ito." (Muslim)



Isinalaysay ni Abu Dhar (RAA) na sinabi ng Propeta (SAW): "Tunay nakikita ko ang hindi ninyo nakikita at naririnig. Ang kalangitan ay dumalangitngit at dapat itong lumangitngit sapagkat wala roong puwang na sinlapad ng apat na daliri kundi may isang Anghel doon, na inilalagay ang kanyang noo sa pagpapatirapa sa Allāh."
(At-Tirmidhi, ipinahayag ni Al-Albani na mapaniniwalaan)

**A. Ang paniniwala sa mga Anghel ay nangangahulugang:**

1. Sila ay nabubuhay.
2. Sila ay nilikha ng Allāh (SWT)
3. Sila ay alipin ng Allāh (SWT) (hindi sila dapat sambahin)
4. ginagawa nila ang iniuutos sa knila at kailanman at hindi nila dapat suwayin ang Allāh (SWT)

**B. Mga kabilang sa kilalang mga Anghel at ang kanilang mga tungkulin:**




- Lahat ng mga nilikha, kabilang yaong mga dakilang Anghel, ay nasa ganap na pangangailngan at pagtalima sa kanilang Makapangyarihang Panginoong Allāh, ang Maluwalhati; ang sapat sa Lahat, hindi nangangailangan kaninuman o sa alinman."

- Sa ilang mga pagkakataon, ang mga Anghel ay maaaring magkaroon ng anyo ng mga tao. Ang Anghel na si Jibreel (AS), sa maraming mga pagkakataon, ay dumating sa Propeta Muhammad (SAW) sa anyo ng isa sa mga ksamahang tinatawag na Dihla Alkalbi (RAA). Dumating din siya kay Maria, ang ina ni Jesus –Isa -(AS) sa anyong tao. (Tingnan ang Marangal na Qur'ān Rab.19)

- Inaalala ng mga aAnghel ang Allāh (SWT) araw-gabi nang walang pagkabagot; hindi sila kumakain o umiinom.

Ang isang Muslim ay dapat maniwala sa mga Anghel: Sinuman ang di naniniwaa sa kanila ay itinututing na isang di-nananampalataya, kahit na siya ay naniniwala sa Allāh (SWT) at ang mga nalalabing haligi ng Imaan.

**Sinabi ng Allāh, ang Maluwalhati at Kataas-taasan**: (Sinuman ang kaaway ng Allāh, Kanyang mga Anghel, Kangyang mga Sugo, sina Jibreel (Gabriel) at Mikael (Michael). Tunay, kung gayon, na ang Allāh (SWT) ay isang kaaway sa mga di-mananampalatay.) (Ang marangal na Qur'ān 2:98)

## 3 • Paniniwala sa mga Aklat ng Allāh (SWT)

Ang Allāh, ang kataas-taasan,sa loob ng panahon,ay nagdala ng maraming sugo sa sangkatauhan. Ang ilan sa mga Sugong yaon ay biigyan ng mga aklat,na mga salita at rebelasyon ng Allāh(SWT)sa kanila at sa kanilang mga bayan. Ang mga aklat na yaon ay nagtaglay ng patnubay sa sangkatauhan; patnubay sa mga paniniwala,mga pagsamba,mga kautusan at mga mabuting gawa.

### A. Mga Katibayan para rito:

**Sinabi ng Allāh, ang kataas-taasan:** (Ang Propeta ay naniniwala sa inihayag sa kanya at ang mga mananampalataya ay naniwala; Lahat ay naniwala sa Allāh, sa Kanyang mg anghel, sa Kanyang mga Aklat at mga sugo.) (Ang marangal na Qur'ān 2:286)

Ang maunang nabanggit na tanyag na hadith ni Jibreel..."Sinabi ng Propeta (SAW): Na maniwala ka sa Allāh, sa Kanyang mga Anghel, sa **Kanyang mga Aklat,** sa Kanyang mga Sugo, at sa huling araw, at maniwala sa kapasyahan (Tadhana), ang kabutihan at ang kasama mula rito...) (Muslim)

### B. Ang paniniwala sa mga Aklat ng Allāh, ay nangangahulugan:

1. Ang mga ito ay inihayag ng Allāh, ang Kataas-taasan.
2. Sa mga alam natin (*Al-Qur'ān, At-Torah, Al-Injeel, Az-Zabūr*)
3. Dapat nating sundin ang mga kautusan ng huling rebelasyon, ang Marangal na Qur'ān.

### C. Ilan sa mga Aklat at sino ang pinahayagan ng mga ito:

| *Suhuf* (Mga Kasulatan) | *At-Torah* (Pentateisko) | *Az-Zaboor* (Mga Salmo) | *Al-Injeel* (Ebanghelyo) | Al-Qur'ān |
|---|---|---|---|---|
| Ibrahim (AS) | Musa (AS) | Dawood (AS) | Isa (AS) | Muhammad (SAW) |



Binanggit ng Allāh (SWT) sa Qur'ān na pinakialaman ng mga Hudyo at mga Kristiyano ang mgahihimasok na ito Aklat na inihayag sa kanila. Iyan ang da Bakit ang mga Aklat ang mga Hudyo at Kristiyano na mayroon ngayon ay Hindi ang mga tunay na mga Aklat na inihayag kina Propeta Moses at Propeta Jesus(AS) dahil sa panghihimasok na ito, ang Torah at Injeel ay nawa Kanilang pagiging maka-Diyos.

**Sinabi ng Allāh, Kataas- taasan, hinggi sa mga Hudyo:** (Pinapalitan nila ang mga salita mula sa kanilang tamang kinalalagyan.) (Ang Marangal na Qur'ān 5:13)

Bilang karagdagan, ang maraming di-magkakatugmang bersyon ng Bibliya ay isa pang mapanghahawakang katunayan. Pansinin na ang Torah at ang Injeel na mayroon ngayon ay nasa isang wikang naiiba sa sinalita nina Jesis at Moses (AS)

**Ang Marangal na Qur'ān ay napangalagaan ng Allāh, ang Kataas-taasan, laban sa paninira. Ito ay makakamtan sa ganap na gayon ding wikang sinalita ni Propeta Muhammad at ng mga Arabyano ngayon.**

**Sinabi ng Allāh, ang Kataas- taasan**: (Tunay, Kami yaong nagbaba sa Adh-Dhikr (alalaong-baga, ang Qur'an) at tunay, pangangalagaan Namin ito (laban sa pagkasira)) (Ang Marangal na Qur'ān 15:9)

Ang Marangal na Qur'an ang kahuli-hulihan sa lahat ng mga Aklay na yaon. Ito ang pinakahuling mga salita ng Allāh (SWT) sa Kanyang huling Sugong si Muhammad (SAW).





Sinumang tumatanggi na inihayag ng Allāh (SWT) ang mga Aklat na yaon sa mga Sugong yaon o hindi itinuturing na isang Muslim dahil sa pagpapasinungaling sa Qur'ān.

Ito ang dahilan kung bakit pinangangalagaang mabuti ang Marangal na Aklat ng Allāh (SWT). Matatagpuan ninyo ang milyon-milyong batang Muslim, Kabataan, nasa wastong gulang, mga lalaki at mga babae na may iba't ibang antas ng pag-aaral, na nagsasaulo ng buong Qur'an (604 pahina) nang mula sa puso. Ito rin ang pangarap at pag-asa ng bawat Muslim na maisakatuparan. Walang ibang Aklat sa daigdig ay nabigyan at nabiyayaan ng gayong pangangalaga.



# 4 • Paniniwala sa mga Sugo ng Allāh (SWT)

Ang mga tao ay walang ibang paraan para tuklasin kung ano ang nais ng Allāh, ang Maluwalhati; sa kanila maliban sa pamamagitan ng rebelasyon. Iyan ang dahilan kung bakit ang Allāh (SWT), sa buong panahon ay nagpadala ng mga Sugo upang ihatid ang kanyang mensahe sa sangkatauhan. Ang mga Sugong yaon ang mga taong mula sa mga bayang pinagdalhan sa kanila. Gayunman, sila ang mga pinaka-mabubuti na pinili mula sa mga pina-mabubuti.



## A. Mga Katibayan:



**Sinabi ng Allāh,ang maluwalhati at Kataas-taasan:** (Tunay, ipinadala namin ang rebelasyon sa iyo (O Muhammad) kung papaano namin ipinadala ang rebelasyon kay Nuh (Noah) at sa mga Propeta pagkatapos niya; ipinadala din namin ang rebelasyon kay Ibrahim (Abraham), Ismail (Ishmael), Ishaq (Isaac), Yaqub (Jacob), Isa (Jesus), Ayyub (Job), Yunus (Jonah), Harun (Aaron), at Salaiman (Solomon, at kay Dawud (David), ibinigay namin ang Zabur (mga Salmo). (163) at sa mga Sugong binanggit namin sa inyo noong una, at sa mga Sugong hindi namin nabanggit noong una sa inyo,-at kay Musa (Moses) ang Allāh ay nakipag-usap ng tuwiran. (164) Mga Sugo at ang Allāh kailanman ay laging makapangyarihan sa lahat, marunong sa lahat.) (Ang marangal na Qur'ān 4:163-164)

Ipinadala ng Allāh (SWT) ang mga Sugong yaon na may mga tanda at himala upang patunayan ang Kaisahan ng Allāh (SWT) na Siya, ang Kataas-taasan, ay marapat at sambahin nang bukod-tangi, na walang anumang mga katambal. Lahat sila ay nagdala ng iisang mensahe, na pag anyaya sa kanilang bayan upang isuko ang kanilang sarili sa Allāh (SWT) lamang alinsunod sa Kanyang mga utos na inilahad sa rebelasyon.

**B. Ang Allāh (SWT) ay nagbigay ng higit na paglingap (pabor) sa ilang mga Sugo kaysa sa iba pa.**

Pinangalanan sila ng Allāh (SWT) bilang "mga Sugo na may matatag na kalooban"- *Ulul azmi mina ar-rusul*.




**C. Ang paniniwala sa mga Sugo:**

1. Ang kanilang mensahe ay totoo mula sa Allāh(SWT)
2. Paniniwala sa mga kilala natin
3. Paniniwala sa lahat ng inihayag sa kanila
4. Dapat nating sundin ang huling Sugo (Muhammad ﷺ)

- Ang Allāh,ang Kataas-taasan, ay pinili si Muhammad (SAW) na maging Selyo ng (kahuli-hulihan sa) mga Propetang susunod sa kanya. Ang kanyang mensahe ay ang kahuli-hulihang rebelasyon ng Allāh (SWT) sa sangkatauhan.
- Ang mga propetang nauna sa kanya ay ipinadala ng tanging Para sa kanilang bayan, samantalang si propeta Muhammad (SAW) ay ipinadala sa lahat ng sangkatauhan at Jinn.



**Sinabi ng Allāh, ang Maluwalhati at Kataas-taasan:** "At ipinadala ka Namin (O Muhammad) kundi bilang isang awa para sa Alamin (sangkatauhan, Jiin at lahat ng mga daigdig." (Ang Marangal na Qur'an 21:107)

- Sinuman tumanggi o magtakwil sa alinman sa kanyang mensahe ay itinuturing na isang di-mananampalataya at mananahan hanggang sa impyernong apoy.



Ang isang Muslim ay dapat maniwalang pantay-pantay sa lahat ng mga Propeta sapagkat ito ay nasaad sa Qur'ān; at kung sinuman ang tumatanggi sa propesiya ng sinuman sa kanila siya ay nakagawa ng isang Gawain ng kawalang-paniniwala.

Sinabi ng Allāh,ang maluwalhati at Kataas-taasan (SWT):" Ang Sugo (Muhammad) ay naniniwala sa ibinaba sa kanya mula sa kanyang panginoon, at (gayundin) ang mga mananampalataya. Bawat isa ay nanininwala sa Allāh, sa kanyang mga anghel, at sa kanyang mga sugo. (Anila),"wala kaming pagtatanggi sa pagitan ng sinuman sa kanyang mga sugo." (ang Marangal na Qur'ān2:285)

katotohanan , yaong mga di-naniniwala sa Allāh at sa kanyang mga sugo at nagnanais na magtagi sa pagitan ng Allāh sa Kanyang mga Sugo at nagsasabing "Naniniwala kami sa ilan at di naniniwala sa iba", at naghahangad sa magtatag ng isang paraan sa pagitan (150) yaon ang mga walang pananampalataya,tunay. At naghanda kami para sa mga di-mananampalatay ng isang kahiya-hiyanhg parusa." (Ang Marangal na Qur'ān 4:150-151)



## Mahal mo ba ang Allāh?

**Sinabi ng Allāh:** (Sabihin mo (O Muhammad sa sangkatauhan): "kung (tunay)minamahal ninyo ang Allāh,kung gayon ay sumunod kayo sa akin (i.e. tanggapin ang monoteismong Islam, sundin ang Qur'ān at ang Sunnah),mamahalin at patatawarin kayo ng Allāh . Ang Allāh ay mapagpatawad at mahabagin.") (Ang marangal na Qur'ān 3:31)

Ginawa ng Allāh (SWT) si Muhammad (SAW) bilang isang huwaran upang ating sundin. Ang daan ng kaligtasan sa buhay na ito at sa Kabilang-Buhay ay sa pamamagitan ng pagsunod at pagkapit sa Kaniyang Sunnah (Pamamaraan).

Isinalaysay ni Anas Ibn Malik (RAA) na sinabi ng Propeta: **(Sinuman ang tumalikod sa aking Sunnah ay hindi kabilang sa akin.)** (Al-Bukhāri & Muslim)

# 5 • Paniniwala sa Kabilang-Buhay

Bawat nilikhang bagay ay magwawakas. **Sinabi ng Allāh, Kataas-taasan**: Anuman ang naroon (Ang daigdig) ay magwawakas (Ang Marangal na Qur'ān 55:26)



Ang Allāh , ang Kataas-taasan, ay nagpadala ng Kayang mga Sugo upang papaghandain tayo para sa Araw na yaon. Isang araw na bawat tao simula sa paglikha ay titindig para sa pagtutuos at papanagutin sa bawat bagay na kayang ginawa.

**Sinabi ng Allāh, ang Kataas-taasan:** (At Katakutan ninyo ang Araw na kayo ay ibabalik sa Allāh. Pagkatapos, ang bawat tao ay babayaran sa Kanyang inani. At hindi sila pakikitunguhan nang di-makatarungan,) (Ang Marangal na Qur'ān 2:281)



Ang mga walang pananampalataya ay nagtanong ukol sa muling pagkabuhay at sa kakayahan ng Allāh (SWT) na magbibigay ng buhay pagkatapos ng kamatayan.

**Ang Allāh, ang Kataas-taasan ay tumugon sa kanila sa maraming pagkakataon, Sinabi niya:** "At siya (ang tao) at nalilimutan ang sarili niyang pagkalikha Snasabi niya: "Sino ang magbibigay-buhay sa mga butong ito matapos na mabulok ang mga ito at naging alabok? (78) Sabihin mo (O Muhammad) "bibigyan niya ng buhay sila na Kanyang nilikha sa unang pagkakataon! At Siya ang nakakaalam sa lahat ng bawat nilikha!" (79) (Qur'ān 36:78-79)

"Hindi ba Siya, na lumikha ng mga kalangitan at ng kalupaan May kakayahang lumikha ng katulad ng mga iyon? Oo, tunay! Siya ang nakakaalam sa lahat na Kataas-taasang may Likha." (Ang Marangal na Qur'ān 36:81)

Ang isang Muslim ay dapat maniwala sa Kabilang-Buhay at sa magaganap sa Araw na yaon, Ito ay sapagkat nabanggit sa Qur'ān at sa makatotohanang Sunnah(Tradisyon ng Propeta), Sinumang tumatanggi riyan ay hindi isang mananampalataya. Pinuri ng Allāh (SWT) ang mga mananampalataya sa paniniwala sa di-nakikita (Alalaong-baga, sa Allāh-SWT-sa Kanyang mga Aklat, mga Anghel, mga Sugo, sa Huling Araw at sa Tadhana.



**Sinabi ng Allāh, ang Kataas-taasan:** (Ito ang Aklat (ang Qur'ān), wala rito ang alinlangan, Isang bagay sa mga Al-Muttaqun (mga Banal at Matutuwid na tao) (2)Na niniwala sa Ghaib (Di-nakikita) at nagsasagawa ng As-Salat (Pagdarasal) at gumugugol mula sa Ipinanagkaloob Namin sa Kanila" (3)(Ang Marangal na Qur'ān 2:2-3)

Inilarawan ng Allāh (SWT) yaong mga naniniwala sa di-nakikita na "Sila na nasa (tunay) na patnubay mula saa Kanilang Panginoon at sila ang mga matagumpay." (Ang Marangal na Qur'ān 2:5)



Sa Araw na iyon, isang araw na lubhang Kagimbal-gimbal, ang mga magiging saksi ay ang mga Propeta, mga Anghel, mga dalubhasa (iskolar), ang Kalupaan, at maging ang ating sariling mga paa at kamay ay nagsasaksi para sa laban sa atin. At ang Pinakadakilang saksi sa lahat ay ang Allāh, ang Kataas-taasan.

**Sinabi ng Allāh, ang Kataas-taasan:** "At sasabihin nila sa kanilang mga balat, Bakit kayo sumasaksi laban sa amin? Sasabihin nila: Sinabi ng Allāhna kami ay magsalita, Sinasabiniya na magsalita ang lahat ng bagay at nilikha niya kayo sa unang pagkakataon, at sa Kanya kayo ay ginawang magbalik." (Ang Marangal na Qur'ān 41:21)

Sa Araw na yaon ang Allāh (SWT) ang magiging hukom, ang Marunong sa lahat at pinaka makatarungan.

(Tunay) ang Allāh ay hindi nag wawalang-bahala kahit na ng timbang ng isang atom (o maliit na langgam), subalit kapag may anumang kabutihan(na nagawa), sa Kanya ang isang dakilang gantimpala." (Ang Marangal na Qur'ān 4:40)

Isinalaysay ni Abu Hurairah (RAA) na sinabi ng Propeta (SAW) na sinabi ng Allāh (SWT): **(Inihanda ko para sa aking matutuwid na mga alipin ang hindi pa nakita ng mata, na narinig ng tainga at ni imahe ng isip. Sinabi ng Propeta:** Basahin mo kung iyong nais. "Walang taong nakaalam kung ano ang inililingid sa kanila hinggil sa kagalakan bilang gantimpala para sa kanilang nagawa." (Ang Marangal na Qur'ān 2:17) (Al-Bukhāri and Muslim)

**Ang mga mananampalataya ay magtatamasa ng walang hanggang kaligayahan sa paraiso. Samantalang ang mga walang pananampalataya ay susumpain nang walang hanggan sa impyernong apoy.**

Pasukin ninyo ang paraiso, Kayo at ang inyong mga may bahay, nang maligaya. (70) Mga nadehado at ginto ay ililingid sa kanila, (Magkakaroon doon ng) lahat ng maaaring hangarin ng mga kalooban, at lahat ng ikalulugod ng paningin, at kayo ay mananahan doon nang walang hanggan. (71) Ito ang Paraiso na sa inyo ay ipinamana dahil sa mga gawaing ginawa ninyo. (Sa makamundong buhay)."(72) (Ang Marangal na Qur'an 43:70-72)



## 6 • Paniniwala sa Takda ng Kahihinatnan (QADAR)

**Sinabi ng Allāh, ang Kataas-taasan:** (Tunay, nilikha naming ang lahat ng mga bagay na may Qadar (Mga makadiyos na takda para sa lahat ng mga bagay, gaya ng pagkakasulat sa Aklat ng mga kapasyahan Al-Lauh Al-Mahfudh) (Ang Marangal na Qur'ān Al-Qamar 54:49)

Ang sahabah (Kasamahan) na si Abdullah 'Ibn Amar (RAA) ay nagsabi na sinabi ng Propeta (SAW): **"Isinulat ng Allāh ang mga kapasyahan limampung libo (50,000) taon bago Niya nilikha ang mga kalangitan at ang daigdig at ang Kanyang Trono ay nasa ibabaw ng tubig."** (Al-Tirmidhi, ipinahayag na kapani-paniwala sa kanya Al-Albani)




### 1. Kaalaman (*Al-ilm*)

Ang kaalaman ng Allāh (SWT) ay sumakop sa lahat ng bagay; walang anumang hindi sakop ng Kanyang kaalaman, makabuluhan man ito o hindi. Batid Niya ang nangayari sa nakalipas, ang nangyayari sa kasalukuyan at ang mangyayari sa hinaharap.

### 2. Kasulatan (*Al-kitābah*)

Nilikha ni Allāh (SWT) ang bawat bagay, na nagsasabuhat sa saimula ng pagkalikha hanggang sa Kabilang-Buhay na nakatitik sa Pinapangalagaang Aklat (Kasulatan) *(Al-Lauh Al-Mahfudh)*.

### 3. Ang Kaloobang makadiyos (*Al-mashe'ah*)

Ang bawat bagay na naganap sa buong sanlibutang ito dahil sa makadiyos na kalooban ng Allāh (SWT), walang maaaring maganap nang wala Siyang kalooban at pahintulot maging ito ay mabuti o masama. Ang pagpapahintulot sa kasamaan na maganap ay di-nangangahulugang minamahal ito ni Allāh. Gayunpaman, maaaring ipinahintulot Niyang mangyari ito para sa isang karunungan, na nababatid Niya nang higit sa lahat ng ating namamalayan natin o hindi.

### 4. Paglikha (*Al-khalq*)

Ang bawat bagay na umiiral ay nilikha ng Allāh (SWT)

**Sinabi ng Allāh, ang Kataas-taasan**: (At nasa Kanya ang mga susi ng Ghaib (lahat ng nalilingid), walang nakakaalam ng mga ito maliban sa Kanya. At batid Niya ang anumang nasa lupa at nasa dagat; walang dahong nalalaglag, na hindi Niya alam, Walang isang butil sa ilalim ng gabi o anumang sariwa o tuyo, na hindi natitik sa isang Malinaw na Talaan.) (Ang Marangal na Qur'ān 6:59)

Dahil sa Kanyang sumasaklaaw sa lahat at pang unang kaalaman, ginawa Niyang matitik ang bawat bagay sa napapangalagaang kasulatan. Bawat isang naganap ay dahil sa Kanyang kalooban at nilikha Niya.

Ang Kasamahang si Gaber (RAA) ay nagsabing sinabi ng Propeta (SAW): **"Hindi magiging mananampalataya ang isang tao hanggang hindi siya sasampalataya sa tadhana; mabuti man o masama, hanggang sa malaman niya na anumang dadapo sa kanya ay hindi sasablay at anumang sasablay ay hindi dadapo sa kanya."** (Al-Tirmidhi, ipinahayag na kapani-paniwala sa kanya Al-Albani)

Ang **Qadar** ay binabanggit sa Qur'ān at makatotohanang *Sunnah,* Sinumang tumatanggi sa haliging ito ay itinuturing na isang di-naniniwala sa Allāh, ang Kataas-taasan gamit sa pagsisinungaling sa Qur'ān at sa makatotohanang *Sunnah.*



# MGA MALING AKALA




Sinasabi ng ilang tao: “Kung ang bawat bagay ay Naisulat sa napangalagaang aklat, kung gayon ay Wala tayong kalooban o pagpipilian! Kung gayon, Paano tayo papanagutin ng Allāh, ang kataas-Taasan, sa ating ginagawa?!”

## Ang Tugon para riyan

**Una,** dapat nating alamin na kabilang sa mga magagandang Pangalan ng Allāh (SWT) ay Ang nakaaalam ng Lahat, ang Marunong sa lahat, at kabilang sa Kanyang ganap (Perpektong) Katangangian ay Katarungan.

“Katiyakan, ang Allāh ay hindi gumagawa ng mali (o di-makatarungan), ni hindi ng timbang man lamang ng isang atomo (o isang munting langgam), subalit kapag may isang anumang mabuting (na ginawa), dinodoble Niya ito, at nagbibigay mula sa kanya ang isang dakilang gantimpala.” (Ang Marangal na Qur’ān 4:40)

Samakatuwid, para papanagutin ang isang tao para sa mga ginawang hindi kusang-loob na hindi niya mapipigilan, ito ay sumasalungat sa kahulugan ng naunang talata at sa Pinakabuod ng mga Pangalan at Katangian ng Allāh.

**Pangalawa,** ang pagtanggi sa kalooban at kakayahang pumili ng tao, na nilikha sa atin ng Allāh, ay ganap na katawa-tawa at hindi makatuwiran, Sapagkat nakikita ng sarili nating mga mata at pakiramdam at ng ating sariling mga isip na ang ating mga lilo ay di-tulad ng mga bagay na walang buhay, na napagagalaw at nakokontrol ng iba.

Sa katotohanan, maaari nating pagkaibahin angmga di-pagkukusang gawaing nagaganap sa ating mga katawa, gaya ng sirkulasyon (Pagdaloy) ng dugo at pagtibok ng puso at kinukusang mga aksyong gaya ng pagtayo, pag-upo, pag kain, pag-iisip, pagsasalita at pakikipag away.

**Pangatlo,** ang pag aangking ito, ay nagaagapay ng kawalang-katarungan sa Allāh (SWT), at natitiyak natin na ang Allāh, ang Kataas-taasan ay Malaya laban sa anumang mga kapintasan, ang Qur’ān ay tingib ng mga katibayan na nagpapakatotoo sa sangkatauhan ng kakayahang gumawa nito. At magpasya. Sa katunayan, Ang Allāh (SWT) sa maraming pagkakataon sa Qur’ān ay nakikipag-iusap sa mga kaisipan at pangangatuwiran ng mga tao. Ang ganitong uri ng pananalita ay nakatuon sa isang may kalayaang kalooban lamang.

**Sinabi ng Allāh, ang Kataas-taasan:** (Tunay, ang naroon sa mga tanda, para sa mga taong nag iisip nang malalim.) (Ang Marangal na Qur’ān 45:13)

(Tunay, ipinakita Namin sa Kanya ang daan, maging mapagpasalamat man siya o hindi.) (Ang Marangal na Qur’ān 96:3) Ang mga tao ay may pagpipilian kung maging mapagpasalamat o hindi sa Allāh (SWT).

